## ANG PAGKALUNOD NI PARAO



Sa panahon ng Propetang si Moises, si Parao ang nangingibabaw sa kapangkayarihan, tinanggihan niya na maniwala sa Kaisahan ng Allah. Siya ay isang mapagmataas at hambog, at ginugol niya ang kaniyang buhay sa pagbabanta sa buhay ng Propeta. Bagaman binigyan siya ng babala ni Moises na siya ay malulunod, hindi pa rin siya naniwala. Noon lamang nang siya'y mamamatay na ay nagpahayag ng paniniwala sa Allah.

*"At dinala Namin ang ang mga angkan ni Israel sa kabilang ibayong dagat, at si Parao at ang kaniyang mga kawal ay galit na hinabol at inapi sila hanggang sa sumapit na siya ay malulunod na, siya ay nagsabi: 'Ako ay sumasampalataya na walang ibang dapat sambahin maliban sa Kaniya na sinasampalatayanan ng mga anak ni Israel at ako ay kabilang sa mga Muslim."* (Qur`an 10:90)

Ang Allah ay sumagot: *"Ngayon lang? Bagaman noon ikaw ay sumuway at kabilang sa mga makasalanan? Kaya nga, mula sa araw na ito ang (patay na) katawan mo ay Aming pananatilihin at upang ikaw ay maging isang Tanda sa mga tao na susunod sa iyo. At katotohanan, marami sa mga tao ay hindi sumusunod sa Aming mga Tanda [kapahayagan]."* (Qur`an 10:91-92)

## ANG MGA UGAT NG BUNDOK AY TULAD SA MGA TULOS



Kapag nagtatayo ng tolda ay ginagamit ang tulos upang ang tali at ang materyales ay maitayo, mapapansin mo na karamihan sa tulos ay bumabaon sa lupa, at ang maliiit napiraso nito ay nakausli mula sa lupa. Ang pamamaraang ito ay ginagamit upang patibayin ang tolda at upang pigilin ito sa pagbagsak. Ang Qur`an ay inilalarawan na ang mga bundok bilang tulos, ito'y isang teorya na ipinakilala noong 1865 ng Kagalang-galang na si George Airy. Ang makabagong pag-unlad sa larangan ng heolohiya ay nagpapakita na ang mga bundok ay nakaupo sa ibabaw na may malalim na mga ugat, na nagpapatatag sa kanila at magpapatibay sa ibabaw ng lupa.

*Sinabi sa atin ng Allah sa Qur`an; " Hindi ba ginawa Namin ang kalupaan upang maging himlayan? At ang mga bundok bilang tulos? "* (Qur`an 78:6-7)

*"At kaniyang inilagay sa kalupaan ang mga kabundukan na matatag na nakatayo, (kung wala ito) maaaring ito'y magpagiwang-giwang kasama kayo, at ginawa ang mga ilog at mga daan, upang kayo ay mapatnubayan."* (Qur`an 16, 15)

## NATURALISANG NAGHIHIWALAY SA PAGITAN NG TUBIG-DAGAT



Ang mga Siyentipiko ay napatunayan kamakailan lang na ang dalawang bahagi ng tubig ay nagsasama, ngunit ito'y may naghihiwalay, na hindi namamalayan ng mata ng tao, ngunit nananatili ang pagkaalat, ang temperatura at ang lapot ng mga ito ay hindi naghahalo sa bawat isa. Ito ay mapagmamasdan kung saan ang Mediteraniyan ay nagtatagpo sa Karagatan ng Atlantiko. At ito'y katotohanan din, na ang tabang na tubig at maalat na tubig kapag nagtatagpo sa bunganga ng ilog na ito Ang pagkakahiwalay na ito ay nabangit sa Qur`an mahigit 1400 taon na ang nakaraan.

*"Kaniyang hinahayaan ang dalawang bahagi ng dagat, na magtagpo sa isa't-isa; Na sa pagitan nila ay may hangganan na silay hindi naghahalo sa isa't-isa."* (Qur`an 55:19-20)

*"At Siya ang nagpasiya na maging malaya ang dalawang uri ng tubig sa dagat, ang isa ay sariwa at manamis-namis at ang isa ay maalat at mapait, at Siya ang naglagay sa pagitan nila ng hangganan at hadlang na naghihiwalay.* (Qur`an 25:53)

At kung ano ang nakakamangha ay ang mga tagasisid ng perlas sa Gulpo ay alam ang kahanga-hangang kalikasan nito. Sa gulpo ng Arabia ang maalat na tubig ay may 'bukal' na manamis-namis na tubig na nakapatong mula apat hanggang anim na metro sa ilalim hanggang ibabaw ng dagat. Sa mahabang buwan sa karagatan ang mga maninisid ng perlas ay malimit sila sa mga bukal na ito, na sila ay sumusisid upang magdadag ng kanilang imbak ng sariwang tubig. Ang isa sa kilalang bukal ay nasa 'Ain Ighmisa' na ang kinaroroonan ay nasa Hilagang-silangan sa lunsod ng Jubail sa Kaharian ng Saudi Arabia.

## ANG MGA ULAP SA QUR`AN



Sa panahon ngayon, pagkatapos na mapag-aralan ang tungkol sa mga ulap, ang mga Siyentipiko ay nagkaroon ng hinuha na ang ulap-ulan ay nabubuo at nagkakahugis batay sa isang tiyak na sistema. Ang isang halimbawa nito ay ang kumulonimbus na ulap at kung papaano sila nakakalikha ng ulan, ulang may yelo at kidlat sa sa pamamagitan ng mga sumusunod na hakbang:

Ang maliliit na 'ulap-cumulus' ay itinutulak na magkakasama ng hangin sa pook na sila ay magsasama-sama upang mabuo sa isang malaking kumulonimbus na ulap. Sa magkagayon ang mga ito'y nagkakapatong-patung ang bawat isa at ang iba ay hinahangin pataas sa loob ng malalaking ulap na nahuhubog sa hugis na patayo. Ang ulap ay umaabot sa malamig na dako at ang mga patak ng tubig at ulan na may yelo na nabubuo at nagpapasimulang lumaki nang lumaki. Kapag ang bigat ay umabot na sa kaniyang hanganan, ito'y bumabagsak na sa kalupaan.

*"... At Kaniyang ibinababa mula sa mga ulap, na katulad sa mga bundok (ng ulap) na kasama dito ang ulan na may yelo, at ibinubuhos Niya ito sa sinumang Kaniyang maibigan, at itinataboy Niya ito sa sinumang Kaniyang naisin. Ang nakakasilaw na liwanag ng kidlat nito ay halos nakabubulag."* (Qur`an 24:43)

## ANG HIMALA NG MGA SALITA SA QUR'AN



Ang Banal na Qur`an ay ipinahayag sa panahon na ang mga tao ay ginagamit ang pagsasalita ng patula at makata upang magilalas ang mga nakikinig, na siyang naging sanhi ng paligsahan sa pagitan ng mga tao at ang paglitaw ng isang mataas na antas ng kagalingan sa pagsasalita sa wika ng mga Arabo.

Si Muhammad ay isang tao na sa kaniyang gulang na 40 sa kaniyang buhay ay ang panahon ng pagkatanggap niya ng pahayag, lumayo siya sa mga makakata ng Arabia. Datapwat ang mga salita na ipinahayag sa kaniya at ibinahagi sa mga tao na nakapaligid sa kaniya ay napakadalisay, higit na kagila-gilalas at higit na mayumi ang himig kaysa sa kaninuman.

Sa mga nag-aalingan kung saan nangaling ang Qur`an, ang isang paghamon ay inilabas ng Allah, kung sino ang makagagawa ng isang kapitulo na katulad ng kapitulo na nasa Qur`an, na may lantay na kagandahan, mayumi ang himig, may karilagan, pantas na pambatas, tumpak na kaalaman, tumpak na panghuhula, at iba pang dalisay na kalagayan. Sinuman ay wala pang nakatupad sa hamong ito, noon at sa ngayon.

*Sinabi ng Allah sa Qur`an:*

*"Hindi ba nila lubos na napag-iisipan ang tungkol sa Qur`an? Kung ito man ay nagmula sa iba maliban sa Allah, makakakita sila dito ng maraming salungatan."* (Qur`an 4:82)

*"At kung kayong lahat ay nag-aalinlangan kung ano ang Aming ipinahayag [ang Qur`an] sa Aming lingkod (ang Propetang si Muhammad], gayondin ay lumikha kayo ng isang surah [kapitulo] na katulad nito at tawagin ninyo ang inyong mga saksi [o kaya'y mga tagasunod] maliban sa Allah, kung kayo ay talagang makatotohanan. Datapwat, kapag hindi ninyo ito nagawa at sa katotohanan hindi ninyo ito magagawa- kaya nga magkaroon kayo ng takot sa Apoy …"* (Qur`an 2:23-25)

*"Kaya nga, sa tuwing binibigkas ang Qur'an, magkagayon ay pakinggan nyo ito at unawain upang kayo ay makatanggap ng awa."* (Qur`an 7:204)

*"[Narito ang] isang Kasulatan na puspos ng biyaya na Aming ipinahayag sa iyo [O Muhammad], upang kayo ay makapagmuni-muni sa mga talata nito, at para sa mga nakakaunawa ay paala-ala sa kanila."* (Qur`an 38:29)

## ANG UNAHAN NG UTAK SA NUO



Napakahalaga na bigyan ng pansin na ang mga Siyentipiko noong 1930 ay nagpasimulang matuklasan ang gawain ng iba't-ibang bahagi ng utak. Ang isa sa mga iyon, ay ang kinalalagyan sa unahan ng utak, ito'y tinatawag na Unahan sa Harapan ng Utak. Ang mga siyentipiko ay natuklasan na ang bahagi na ito ay ginagamit at nagpapasiya sa masama at mabuting ugali at ito rin ay karugtong sa pagsasabi ng katotohanan o kasinungalingan. Ipinasiya ng Allah na ipaalam sa atin na mula pa 1400 taon ang nakalipas. Ang talata sa ibaba nito ay ipinapaalam sa atin ng Allah na ang tao ay kukunin Niya sa harapan ng kaniyang ulo o nuo.

*"Hindi! Kung hindi siya titigil, tiyak na hihilain Namin siya sa buhok na nasa kaniyang nuo. Isang bahagi na nagsisinungaling at nagkakasala."* (Qur`an 96: 15-16)

## ANG SINING SA ISLAM



**_"Ang Maykapal ay Maganda at mahal niya ang Kagandahan":_ Ito ang winika ng Propetang si Muhammad mahigit 1400 taon na ang nakararaan. Winika pa rin niya: " Mahal ng Maykapal kung kayo ay gagawa ng anomang bagay ay gawin nyo ito na may kahusayan." (Iniulat ni Muslim)**

**Ang ganitong mga kawikaan ng Propeta ay nagtutulak sa Muslim na magpaganda at mag-gayak sa kanilang bahay sambahan, mga tahanan at mga Kasangkapan. Ang Arkitektura sa Islam at sining sa pagpapalamuti ay nananatili pa ring buhay at pinahahalagahan sa maraming pook ng mga bansang Muslim.**

**Naniniwala ang mga Muslim sa pantay at pagkakaisa sa lahat ng bagay na umiiral. Walang anomang bagay na lumitaw nang gayon na lamang at nagkataon lamang, sapagkat ang lahat ay bahagi nito ay kabilang sa layunin ng Lubos na Pinakamatalino, Lubos na Maawaing Tagapaglikha.**

**Ilan sa Mahahalaga sa Sining ng Islam ay ang sumusunod:**

- Ang Sining sa Islam ay hinahanap na mailarawan ang kahulugan at Kalagayan ng anomang bagay, sa halip na ang kanilang hugis lamang.
- Ang mga kagalingan sa paglikha at gawang pagpapalamuti ay itinaas na kabilang sa sining.
- Ang Kaligrapiya ay isang malaking anyo ng sining sa Islam.
- Ang masalimuot na heometriko at mabulaklak na pinagtutularan ay may bahagi sa malaking ginagampanan sa sining ng Islam.
- Ang Sining sa Islam ay kabilang ang lahat ng uri ng sining, hindi lang ito tumutukoy sa pang-relihiyong sining.

## KALIGRAPIYA



**Dahilan sa ang mga Muslim ay may malalim na paggalang at pagmamahal sa Qur`an, ang sining ng kaligrapiya ay nabuo na mas maaga at nakarating sa mataas na antas. Sa buong bansa ng Muslim , ang mga talata sa Qur`an ay napapalamuti sa mga mosque, palasyo, tahanan, mga pangangalakal, at iba pang-publikong dako. Malimit na ang Kaligrapiya ay ginagawa sa magkakaugnay sa palamuti ng pagpapaganda, na kaakit-akit na nagsasama-sama kung ano ang higit na makababanal at mahalaga.**

**Mahigit isang siglo, maraming sulat kamay ang nakabalangkas sa iba't-ibang rehiyon ng mga bansang Muslim. Ang pinakamahalagang istelo ng Kaligrapiya ay ang sumusunod:**

### KUFIC

**Ang Kufic ay mahigit o kumulang na isang parisukat at panulukang sulat kamay, makikilala ito sa kaniyang malaki, makapal at heometrikong istelo. Ang kaniyang mga titik sa pangkalahatan ay makapal at ito ay nababagay na iukit sa bato o kaya'y metal, sa pagpipinta o pag-uukit ng inskripsiyon sa mga dingding ng mosque, at para sa pantitik ng barya.**

## NASKH

Ang Naskh marahil ang pinakakilalang sulat kamay sa daigdig ng mga Arabo. Ito ay magkakadugtong na sulat kamay na nababatay sa tiyak nitong panuntunan na kasukat sa pagitan ng mga titik. Ang Naskh ay malinaw na mababasa at maliwanag at ito'y tinanggap bilang angkop na istelo para sa uri ng titik at pagpapalimbag. Ito'y umiikot sa napakaraming istelo at uri, kabilang dito ang 'Ta'liq, ang Riqa, at ang Diwani, at dito nagmula ang makabagong paraan ng pagsulat ng Arabiko.

## THULUTH

Ito ang pinakamahalaga sa lahat ng mapalamuting sulat kamay at ibinibilang na naghahari sa lahat ng istelo. Malimit itong gamitin sa Paunang Sulat, pang-relihiyong inskripsiyon, makaharing titulo at mga pagsipi.

## TA'LIQ

Ito ay inilaan higit sa lahat upang matugunan ang pangangailangan ng wika ng mga taga Persya at nananatiling ginagamit ng karamihan sa Iran, Afghanistan at sa kalapit na bansa sa India. Ang Ta'liq ay isang lusaw at magilas na sulat kamay.

## ANG DIWANI

Ito ay mas pahabang sulat at mataas ang pagkakagawa na ang kaniyang mga titik ay hindi maayos ang pagkakadugtong-dugtong at walang pananda ng patinig. Ito ay pinalawak sa panahon ng panunungkulan ng naunang Ottomang Turko (sa ika-16 na siglo hanggang bago pa sa ika-17 siglo).

May iba pang hindi masyadong kilalang uri ng kaligrapiya, ngunit hindi nangangahulugan na ito'y hindi maganda, tulad halimbawa ng Riq'a, Muhaqqaq, Rayhani, Ijaza at Moroccan.

# ANG ARKITEKTURA SA ISLAM



Ang arkitektura sa buong kasaysayan ng mga bansang Islam ay pinalakas ng pang-Espirituwal na haligi, ang Qur`an.

Ang mga bayan sa lungsod ng Islam ay nananatili sa loob ng mahabang panahon, na narito ang angkan ng mga mahuhusay na manggagawa, na ang kanilang karanasan ay nagpadagdag sa sari-sari ng kapaligiran.

Ang tradisyonal na lungsod ay nag-uugnay sa arkitektura ng madrassa (Paaralang Islam), ang souq (pamilihan), ang palasyo at ang tahanan kasama ang mga sentro ng mosque, upang makalikha ng magagandang tanawin sa labas ng bayan.

Ang mga mosque at mga palasyo sa mga dumating na panahon ay higit pang pinabuti ang mga palamuti at disenyo. Malaki ang ipinagbago ng arkitektura, mula sa konsepto ng kupola na nagbibigay ng maluwag na bahagi ng pinag-darasalan, sa mga inskripsiyon sa loob ng mosque, upang luwalhatiin ang Allah.

Ang isa sa pangkaraniwang paksa ay ang lubos na hindi pagpapahintulot sa anyo ng tao at hayop sa larangan ng arkitektura. Makikita mo ang pagpapaganda na naka-sentro sa mga salita, teksto at pagsulat, na nagpupuri sa Allah sa pamamagitan ng paggamit ng kaligrapiya.

Ang isa sa kaugalian ng Islamikong bahay ay may kanya itong katangian, katulad halimbawa ng patyo ng bahay ay nakatago upang mabigyan ng proteksiyon ang buhay ng mag-anak sa mga tao mula sa labas at malupit na kapaligiran. Makikita mo ang labas ng bahay ay patag at ito ay nakatuon sa loob ng bahay. Sa paglipas ng panahon, ang bahay ay pinapalawak upang magkasama-sama dahilan sa paglaki ng sangbahayan, malimit na hiwalay ang mga bahay na itinatayo sa loob ng bakuran para sa karagdagang mag-anak.

# ANG PALAMUTING SALAMIN SA ISLAM



Ang naunang ulat tungkol sa paggamit ng palamuting salamin para sa pagpapaganda ng mga gusali ay noong ika-7 siglo sa Ehipto. Sa karagdagan pa, ang makabagong pagkakatuklas sa larangan ng arkeolohiya ay nag-uugnay sa pangangalakal ng palamuting salamin mula sa Ehipto patungong Vietnam sa loob ng ika-9 na siglo. Gayon pa man, sa Europa, natagpuan natin ang sining ng palamuting salamin na umaabot ang taas nito hanggang 1150 at 1500, nang ginawa ang napakalaking bintana para sa napakalaking mga Katedral.

Ang ilan sa nakakahikayat na palamuting salamin ay nakasentro sa sa paligid ng hugis heometriko, ng kaligrapiya at ang mabulaklak na paksa ay mayaman na matatagpuan sa pook ng Ottoman. Sinumang tagapag-disenyo ay nagnanais sa patakaran ng klasikang pagkakatugma, pagkakapareho at kagandahan sa pamamagitan ng pagaayos at pagbabago sa harapan ng salamin, maliwanag na pagpipinta upang mahayag ang mga kailaliman sa panuntunan at pagpapalamuti.

**Ang mga halimabawa nito ay makikita sa malaki at maliit, mula sa pagpapaganda ng malalaking mosque katulad ng nilikha noong Ottoman na arkitektong si Mimar Sinan sa iba't-ibang bahagi ng bansang Muslim, hanggang sa ilawan ng kalsada na nagbibigay liwanag sa mga bayan ng Muslim maraming daang taon na ang nakalipas.**

# ANG ARABESQUE



Ang Arabesque ay isang pinabuting pagsasagawa ng kaligrapiya o kaya'y ang paulit-ulit na hugis ng heometriko na malimit ito'y nagiging alingawngaw ng mga anyo ng halaman at mga hayop. Ang Arabesque ay isang elemento sa Sining ng Islam na pangkaraniwang matatagpuan natin sa palamuti ng mga bintana at pintuan ng mosque, bahay, pamilihan at motel. Ang pagpili sa heometrikong anyo na siyang ginamit at papaano ito isinasaayos ay ibinatay sa kahusayan ng isang Muslim na artistiko at ang pananaw ng mundo. Ang sining ng Arabesque ay malimit na pinaghalong kaligrapiya.

Ang sining ng Arabesque ay malimit na ginagamit ang paulit-ulit na anyo ng heometriko, na sa loob nito ay may nakatagong kahulugan. Ang isa sa halimbawa nito ay ang payak na kudrado, na ito'y may apat na makakapantay na hugis sa bawat sulok, ang gumawa nito ay pinagsisikapang ipakilala ang simbolo ng pantay-pantay na kahalagahan ng mga elemento ng kalikasan; lupa, hangin, apoy at tubig. Ang paikot na hugis, ay naglalarawan ng walang-hanggan kaisahan ng tagapaglikha.

# ANG KAPALIGIRAN

**Sa Islam ang kaugnayan sa pagitan ng sankatauhan at ang kapaligiran ay batay sa katotohanan na ang lahat ng bagay sa daigdig na ito ay upang sambahin ang Allah.**

**Ang pagsambang ito ay hindi lamang isang rituwal na pagganap, ngunit ito'y pinapakahulugan sa pamamgitan ng mga gawa; na ang ibig sabihin ito'y bahagi ng paniniwala ng Muslim upang hindi sirain ang kapaligiran. Sa karagdagan, ang sankatauhan ay may-pananagutan para sa kabutihan at pangangailangan ng ibang nabubuhay sa paligid ng mundo, katulad ng hayop at lahat ng uri ng halaman na hindi masira o mawasak ang kapaligiran nito.**

## PANGANGALAGA SA MGA PUNO



Ang Propetang si Muhammad ay hinimok ang pagsasakahan upang lumago ang pinagkukunan ng paghahalaman at upang palawakin ang mabiyayang kapaligiran.

Sinabi niya: "At kung ano man ang itinanim ng isang Muslim o mag-alaga ng binhi o ng isang halaman, o ng isang tao, o ng isang hayop, o ano pa man na kaniyang inalagaan, ito ay ibibilang para sa kaniya na isang gawain ng kawang-gawa. (Iniulat ni Al- Bukhari)

At gayon din, Ang Propeta Muhammad ay ang kauna-unahang nagtatag ng pangangalaga ng kapaligiran, na ang mga puno ay hindi maaaring putulin at ang mga hayop ay huwag papatayin. Pinangalagaan niya ang buong Madina na ditoy walang puno na aalisin at walang anomang bagay na dapat putulin at maaring gamitin na magiging sanhi sa kamelyo na umalis. Sinabi niya: Ito ay banal, at walang puno dito ang maaaring putulin, maliban na ang isang tao ay pakakainin ang kaniyang kamelyo.

Sinabi rin niya: "Hindi ko ipinahihintulot na ang puno sa pagitan ng dalawang batong maitim (palatandaan ng hangganan) ng Madina na putulin ito." (iniulat ni Al-Bukhari)

## ANG TUBIG

Ang pagbabawal na dumihan ang pinagmumulan ng tubig, mga daanan at ilang pang bahagi ng pangkaraniwang kalikasan, ay ilan sa mga alituntunin sa Islam na pinagsisikapang panatilihing malusog ang kapaligiran at Malaya sa karumihan. Ang Islam ay nagsasagawa upang bigyan ng proteksiyon ang kapaligiran at suriin ang anumang magpaparumi dito, isang tungkulin sa bawat mamamayan sa isang maka-Dios na lipunan.

*"Bakit walang sinuman sa mga salin-lahi na nauna sa inyo na mabubuting tao ang nangangaral laban sa katiwalian ng mundo?* (Qur`an 11:116) *"Walang sinuman ang maaaring umihi sa matining na tubig."* (Iniulat ni Al-Bukhari )

*"May tatlong gawa na dapat iwasan na nagdadala sa tao ng sumpa: pinsalain ang pinagkukunan ng tubig, ang daan, at ang lilim." (Iniulat ni Abu Dawood)*

## ANG PAGMAMAHAL SA HAYOP

Ang Pagmamahal sa Hayop :

*Ang magbigay ng kawang-gawa sa mga hayop ay kabaitan at kabanalan, at kapag ang isang tao ay hindi tumulong para sa kapakanan ng hayop, ay nagtataguyod ng kasalanan at pang-aapi at sumasalangsang sa Maykapal na Makapangyarihan sa lahat.*

*Ang ilayo ang hayop mula sa pagkain at inumin, at pabayaan ang pagdidilig ng punong kahoy at halaman hanggan sa sila ay mamatay, ayon sa salita ng Maykapal, winawasak niya ang daigdig at at sinisira ang mga halaman at ang mga kaapu-apuhan.*

*"May isang patutot na pinatawad ng Maykapal sapagkat, may isang asong humihingal ang dumaan sa isang malapit na bukal at nang makita niya ang aso na mamamatay na dahilan sa uhaw, inalis niya ang kaniyang sapatos, at tinalian niya ito ng kaniyang panglambong sa ulo at sumalok ng tubig. Kaya nga, ang Maykapal ay pinatawad siya dahilan sa kaniyang kabutihang ginawa."* (Al- Bukhari)

*Isinumpa ng Propeta ang sinuman na pumatay sa isang may buhay na nilikha para lamang sa gawain ng paligsahan [tulad ng pangangaso].* (At-Tirmidhi)

*Ipinagbawal ng Propeta na ihanda ang mga hayop upang sila ay maglaban-laban bilang pang-paligsahan."* (At-Tirmidhi)

## PANATILIHING MALINIS ANG BAYAN

Ang Propeta Muhammad ay hinihimok ang mga tao na linisin at huwag dumihan ang kanilang mga bayan. Sinabi niya: "Ipinakita ko ang mga gawa ng aking matapat na tagasunod: kapwa mabuti at ang masama, Nakita ko sa aking sarili ang kanilang mga gawang mabubuti sa pamamagitan ng pag-aalis ng nakasasakit na bagay sa daanan ng mga tao. " (Iniulat ni Muslim)

*Sinabi pa rin niya: "Ang Pananampalataya ay kabilang ang mahigit na pitongpung sanga, …ang pinakapayak sa mga ito ay ang pag-alis ng anomang bagay na pinagmumulan ng sakuna mula sa daanan."* (Iniulat ni Muslim)

## ANG KOMUNIDAD

Ang Propetang si Muhammad ay ipinagbawal ang anomang bagay na makakasakit sa sinuman at sa mga mamamayan ng komunidad, katulad ng kaniyang sinabi:

*" Walang maaaring gumawa ng pagpapahirap na makakasama sa sarili o sa iba pa man."* (Ang 40 Hadith ni An-Nawawi)

*Ipinagbawal din niya ang anumang pananakit sa kaniyang kapit-bahay, sinoman sa kapit-bahay, ito man ay nakahimpil, pang-publikong sasakyan, pang-publikong pook, o mga tanggapan. Sinabi niya: "Sinuman na naniniwala sa Maykapal at sa Araw ng Paghuhukom ay huwag mananakit sa kaniyang kapit-bahay."* (Iniulat ni Al- Bukhari)

# MGA KABABAIHAN SA ISLAM



Ang Islam ay ipinahayag sa panahon na maraming mga tao sa buong mundo ang hindi tinatanggap ang katauhan ng mga kababaihan. Kung sila man ay kinikilala bilang may katauhan o hindi, ang kababaihan ay nanatili pa ring kinikilala bilang isang bagay na nilikha para maging hamak na tagapag-lingkod sa kalalakihan.

*Ibinalik ng Islam ang karapatan ng mga kababaihan na tinangay ng pagsama ng lipunan. Ang karangalan at pagkatao ay muling nanumbalik, na sila ay naging kapantay ang kalagayan sa mga kalalakihan. Ang pagpatay sa mga kababaihan ay ipinagbawal at ang karapatan ay ipinagkaloob sa mga kababaihan katulad ng pagkakaloob ng mamanahin na ito'y hindi umiral noong una pa. Ang ilan sa mga ito ay, ang mga kababaihan sa ngayon ay may karapan na magkaroon ng pansariling ari-arian at kung magkagayon may karapatan sa sarili na magkaroon ng salapi at kayamanan (sila'y walang tungkulin na maglaan para sa kanilang pamilya), may karapatan na umayon sa pag-papakasal (kinakailangan ang kanilang pag-sang-ayon), at gayon din panatilihin nila ang kanilang pangalan sa pagka-dalaga pagkatapos na magpakasal. Sa ngayon, sila'y may karapatan na makipag-hiwalay, magkaroon ng edukasyon, ang bumuto; ang kanilang karapatan ay napakarami at naglalagay sa mga kababaihan hindi lamang kapantay sa pedestal, datapwat itinaas ang kanilang kalagayan sa maraming pagkakataon sa kalalakihan.*

*Iniulat ni Abu Hurayrah na ang isang lalake ay nagpunta kay Propeta Muhammad at nagtanong, "O Sugo ng Allah, sino sa mga tao ang higit na dapat bigyan ng kagandahang-loob at pakisamahan mabuti para sa akin?" Sumagot siya, "Ang iyong ina." Nagtanong muli ang lalake, "at sino ang kasunod ?" Sinabi niya, "ang iyong ina." "sino ang kasunod ? " Sinabi niya, " ang iyong ina." At sino ang kasunod ?" Sinabi ng Propeta, "Ang iyong ama."* (Al-Bukari at Muslim)

Marami sa mga karapatan ay ipinagkaloob lamang kamakailan sa mga kababaihan sa mga taga-Kanluran; ang maliwanag na halimbawa nito ay ang karapatan na magkaroon ng sariling ari-arian, ang karapatan na magsagawa ng kaniyang sariling kagustuhan at karapatan na makipag-hiwalay ay ipinatupad sa mga batas nitong ika 19 na siglo pa lamang. Sa karagdagan pa, dahilan sa pagkaligaw ng kultura na nakikita sa ilang lipunan na hindi kabilang sa bansang Muslim, ang magkaroon ng anak na babae ay nananatili pa rin bilang isang pabigat. Ang pagpatay sa sanggol na babae ay nanatili pa rin sa pamamagitan ng aborsiyon, kaya nga itoy nag-iiwan ng malaking agwat sa bilang ng lalake at babae sa loob ng lipunan.

Ang pananaw ng Islam tungkol sa kalagayan ng kababaihan ay ipinahayag sa maikling pangungusap sa mga talata ng Qur`an:

*"Ang kanilang Panginoon ay sumagot: "Hindi Ako nagkulang na gantimpalaan ang sinumang gumagawa ng anumang mabubuting gawa, siya man ay babae o lalake, kayo ay pantay-pantay sa bawat isa sa inyo…"* (Qur`an 3:195)

## ANG KARAPATAN NG KABATAAN SA ISLAM



Karamihan sa mga bansa bago pa ang Islam, ay mayroon malaking pag-tatalo tungkol sa maling pakikitungo sa mga kabataan, ang pinakamasama dito ay ang pagpatay sa mga bata; ang pagpatay sa mga musmos pagkatapos nitong ipanganak. Ang kaugaliang ito ay dahilan sa pagkatakot sa kahirapan, pag-aalay sa mga dios-diosan, o kaya'y pag-ingatang mapahiya sa lipunan kapag nanganak ng babaeng bata.

Ang Qur`an ay hindi tinatanggap ang lahat ng hindi maka-taong pang-aapi at pinagkalooban ang mga kabataan ng maraming karapatan; karapatan na sila ay bigyan ng pagkain, damit at proteksiyon, ang karapatan na madama ang kagandahan ng pag-ibig at mahalin ng kanilang magulang, ang karapatan ng pantay-pantay na pag-aaruga sa pagitan ng mga anak, ang karapatan na magkaroon ng edukasyon at ang karapatan ng lubos na pagmamahal.

*Ipahayag, "Halina na kayo, Aking bibigkasin kung ano ang ipinagbabawal sa inyo ng inyong Panginoon. [Iniatas Niya] na kayo ay huwag maglalagay ng katambal Niya, at para sa mga magulang, mabuting pag-aaruga, at huwag ninyong papatayin ang inyong mga anak dahilan sa kahirapan; Kami ang magkakaloob sa inyo at sa kanila…"* (Qur`an 6:151)

*Sa karagdagan pa, ang isip ng bata ay kinakailangang hubugin, at ang pag-papaaral ay kinakailangan sa bahaging ito. Ang puso ng isang bata ay kinakailangan punuin ng pananampalataya, ang isip ng bata ay maaliw sa tamang patnubay, kaalaman at katalinuhan, at moral at mabuting asal, ito'y kalakip sa paglaki ng bata.*

*"Matakot sa Allah at pakisamahan ang inyong mga anak [ maliit man o malaki na] na pantay-pantay [sa katarungan]."* (Al-Bukhari at Muslim)



## ANG KARAPATANG PANTAO SA ISLAM AT ANG MINORYANG LAHI



Ang Islam ay nagkakaloob sa sankatauhan ng isang huwarang panuntunan tungkol sa karapatang pantao 14 na siglo na ang nakakaraan. Ang karapatang ito ay naghahangad na maipagkaloob ang karangalan at dangal sa sankatauhan at upang alisin ang pagsasamantala, panunupil at walang katarungan. Ito'y maikling ipinahayag sa Huling Pangangaral ng Propeta Muhammad, na itinuturing na kauna-unahang pinahayag sa karapatang pantao. Ang karapatang ito ay umiiral na sa lahat ng mga mamamayan, Muslim at hindi Muslim, sa kalalakihan at kababaihan, namumuhay na payapa o nasa panahon ng digmaan; ang kanilang karapatan ay ipinangako ng Allah.

*"…ang lahat ng sankatauhan ay nagmula kay Adan at kay Eva, ang isang Arabo ay hindi higit kaysa sa isang hindi-Arabo o kaya'y ang hindi Arabo ay hindi higit kaysa sa Arabo; gayundin, ang isang maputi ay hindi higit kaysa sa maitim, o kaya'y ang maitim ay hindi higit kaysa sa maputi, ngunit nakahihigit ang may kabanalan at mabuting gawa."* (Hinango sa Huling Pangangaral)

Ang karapatang pantao sa Islam ay matatag na nakaugat sa pananampalataya sa Allah, at ang Allah lamang ang Tagapagbigay ng Kautusan at ang pinagmumulan ng lahat ng karapatang pantao. Dahil sa ang pinagmulan nito ay banal, walang sinuman na namumuno, pamahalaan, kalipunan o nasa kapangyarihan ang maaaring magbawas o lumabag kahit ano ang dahilan sa karapatang pantao na ipinagkaloob ng Allah, o kaya'y ito'y pawalang bisa.

Ang karapatang ito ay mapapatunayan din sa mga hindi Muslims na naninirahan sa lipunan ng Muslim. Ang Propeta Muhammad ay nakaugalian niyang dalawin ang may sakit sa Al-Madina; ang mga Judio at gayon din ang mga Muslim. Nang may dumaan sa paglibing ng isang Judio at napadaan sa Propeta, siya ay tumayo at nagbigay galang. Sa ospital ay tinatanggap at ginagamot ang tao ano pa man ang kanilang relihiyon o lahi. Sa antas ng pamahalaan, mga Cristiano at Judio ay umabot sa magandang posisyon ng panunungkulan. Ang mga Cristiano o Judio ay tinatanggap sa mga paaralan ng Muslim, kolihiyo at mga unibersidad at binibigyan ng tirahan na ang nagtutustos ay ang Estado. Sa panahon ng inkisisyon ng Kastila ang mga bansang Muslim ay naging kanlungan ng mga Judio, katulad ng mga Muslim na tumatakas sa pag-uusig ng mga Kastila, matapos mamuhay na masagana at mapayapa sa Muslim ng Espanya sa loob ng 700 taon.

*"Sinuman ang kumitil ng walang malay na kaluluwa, bagaman wala siyang pininsalang buhay o naghasik ng kasiraan sa lipunan, ay tulad na rin na kaniyang piñatay ang buong sankatauhan; at ang sinuman na magligtas ng isang walang malay na kaluluwa ay tulad na rin na iniligtas niya ang buong sankatauhan.* (Qur`an 5:32)

# ISLAM AT ANG KABIHASNAN

## PANIMULA

Mamamangha ka kapag nalaman mo na ang Emperyo ng Islam ay naitatag kulang-kulang 100 taon naganap, sa katotohanan ito ang pinakamaikling naganap sa naitalang kasaysayan. Pagkatapos ng pagkakatatag, ang pag-unlad sa loob ng kabihasnang ito ay nakamamangha. Ito'y nagpatuloy na pangunahan ang daigdig sa larangan ng agham malapit 1000 taon. Kailangan natin na magtanong kung ano ang nagbunsod upang magbigay sigla sa likod ng mabilis na pag-angat sa loob ng limang siglo.

Bago pa ang Islam, ang peninsula ng Arabia ay wala pa sa daungan ng pag-unlad, sa halip ito ay nakalubog sa tradisyon. Pagkatapos na maipahayag ang Qur`an, natagpuan natin ang mensahe ng Islam na patuloy na inaanyayahan ang sankatauhan na mag-isip, matuto, magmasid, at alamin ang biyaya na nilikha ng Maykapal para gamitin ng sankatauhan para sa kanilang tungkulin bilang katiwala sa ibabaw ng lupa.

*"Sabihin nyo: Magkapantay ba ang may nalalaman kaysa sa walang alam? Katotohanan yaon lamang may pang-unawa ang tatanggap ng paala-ala."*
(Qur`an 39:9)

Sa maraming siglo, ang salita ng Qur`an (Arabic) ay naging pandaigdigang behikula para sa pagsisiyasat ng agham at pagpapaunlad katulad ng Inglis ngayon. Ang mga taga-Europa kung nais na mag-aral ng panggagamot, kimika, matematika, astrolohiya o medisina ay nagtutungo sa mga unibersidad ng mga Muslim, lalo na sa Muslim sa Espanya.

Ang sigasig na ito para sa pag-aaral ay maaaring ipantay sa kaugalian ng pagpapaYaya na kinikilala at humihimok sa mga dalubhasa kahit ano pa man ang kanilang relihiyon.



## Hanay ng Panahon

613 Hijra ni Propeta Muhammad

600 CE | 700 | 800 | 900 | 1000 | 1100 | 1200 | 1300 | 1400 | 1500

Ang unang Ospital na ay naitayo sa Damascus noong 707

Ika 8 siglo, si Al-Farasi ay nagtayo ng isang panukat sa kalangitan; ang pinakamahalang pagkalkula sa astronomiyang gamit bago pa natuklasan ang mga digital na kumpyuter.

Ika-8 siglo, ang Kimiko na Muslim, si Jabir Ibn Hayyan ay natuklasan ang Nitric Acid at inilalarawan ang pamamaraan ng pagsingaw, pagsasala, pagpalit ng estado ng kalagayan, pagtunaw, pagpadalisay, kalsinasyon at kristalisasyon.

Ika 9 si Muhammad Bin Musa Al-Khawarizmi ay pinaunlad ang algebra at ikinapit ang kaniyang pangalan sa algorithms.

Ika 9 na siglo- ang Kalifa na si Al-Ma'moon ay kinalkula na ang pag-inog ng daigdig na ay umaabot na 24,000 milya; ito'y isang napakalapit na pagtantiya na halos malapit sa makabagong paraan ngayon.

850-929, si Al-Battani ay ang kauna-unahang gumamit ng ekspresyong "sine" at" cosine."

(865-925) Si Ar-Razi o kaya'y Rhases ay ipinakilala ang kauna-unahang ulat sa klinikal tungkol sa maliit na tigdas at kasama dito ang paraan ng pagbabakuna.

865-925, si Ar-Razi, tiniyak niya na ang mga bituin ay tumitinag sa kinalalagyan at magkakaiba ang layo mula sa daigdig.

Noong 931 at 869, ang mga mangagamot ay umaplay ng pagsusulit para makakuha ng lisensya sa Bagdad.

959 ang Muslim na astrono ay dumating sa pigura na 33 20º para sa latitude ng Bagdad- na umangat lamang sa pagkakamali ng 10º

940-998, si Abul-Wafa ay natukalasan ang ika-tatlong hindi pagkakapantay-pantay ng Buwan na katulad ng kinikilalang natuklasan , malapit 1000 taon kamakailan ng Danish na Astronomo si Tycho-Braho.

Ika 19 na siglo: si Az-Zarawi (Abulcasis) isang Muslim na surgeon ay ipinakilala ang mahigit na 200 instrumento sa pag-oopera, ang ilan sa mga iyon ay ginaya sa kasalukuyan. Gayon din ang kaniyang paraan sa pagsasagawa ay ginagamitan ng tinta upang guhitan ang hihiwain at nananatili pa bilang patakaran ng pag-oopera hanggang sa panahon natin ngayon.

Ika 10 siglo, si Ibn Yunus Al-Masri ay natuklasan ang pendulum at binalangkas ang kilos ng pag-ugoy nito.

Ika 10 siglo, si Muhammad Bin Ahmed ay binago ang matematika sa pamamagitan ng pagtuklas sa konsepto ng zero (Sifer sa wikang Arabic, na pinagmulan ng salitang cipher at decipher). Nangyari ito hanggang 300 taon na ang dumating; Nang ang Europa ay nagpasimulang maunawaan ang konseptong ito.

980-1037 si Ibn Sina (Avicenna) sumulat ng Pamantayan ng Medisina (ito'y may 14 na tomo). Ito ay ibinibilang na higit na kilalang aklat sa kasaysayan ng medisina at sa loob ng 700 taon ay naging pamantayan ng medical na reperensiya sa Europa.

Ika 10 siglo: ang pag-opera para alisin ang katarata ay unang isinagawa sa Iraq

973-1050, si Al-Battani ay isa sa mga naglagay ng haligi sa larangan ng makabagong trigonometry.

973-1050, Si Al-Biruni ay nagpanukala na ang Daigdig ay umiikot sa paligid ng kaniyang sariling ehe. Kinalkula ang palibot ng daigdig, at itinama sa pamamagitan ng agham ang direksyon ng Mecca mula sa anomang bahagi ng globo.

Ika 12 siglo, si Al-Jazari ay naimbento ang crank-shaft na nagpapabago sa kilos paikot tungo sa diretsong kilos at ito'y sumi-sentro upang mag-ugnay sa makinarya sa makabagong daigdig, na sa kalagayan ang loob ay ang kombusyon na makina.

Ika 13 siglo, si Abul-Hassan Al-Marakishi ay itinala ang 130 pook na magkakatugma

Ika 13 siglo: Ibnun–Nafees ay ipinaliwanag ang sistema ng sirkulasyon 300 taon na bago ipinanganak si Ginoong William Harvey, na ang pagkakatuklas nito ay napunta sa kaniyang karangalan. Ang unang bahay pagamutan ay itinayo sa Damascus noong 707

1513 si Piri Re'is na isang Ottoman, ay nakalikha ng tanyag na 'mapa ng Amerika na maliwanag na nagpapakita sa Antartika, at kabilang dito ang mga Bundok ng Andes sa Timog Amerika.

## Ang Medisina

Ang paghahangad ng Muslim sa pangangalaga ng kalusugan ay kaugnay sa aral ng Islam. Ito ay naiulat na sinabi ng Propeta Muhammad: " Ang lahat ng sumasamba sa Allah ay naghahangad ng kagamutan sapagkat hindi nilikha ng Allah ang isang sakit nang hindi rin niya ginagawa ang panlunas nito. " (Iniulat ni Abu Dawood) Ang mga manggagamot na Muslim ay nakagawa ng mataas na kontribusyon sa larangan ng medisina. Ang kauna-unahang bahay pagamutan ay naitayo sa Damascus noong 707 CE, at hindi nagtagal marami sa mga malalaking lungsod ng Islam ay nagkaroon na ng bahay pagamutan na siyang nagpasimula sa pagsasagawa ng pagsusuri, paggamot at pag-iwas sa sakit.

## Matematika

Ang mga Muslim na matimatisyan ay nakagawa ng napakahalang pagsulong sa larangan ng matematika. Ipinakilala nila ang Zero, Algebra at Algorithmiko sa buong mundo. Sila rin ang kauna-unahang gumamit ng sine at co-sine. Ang Trigonometriya ay pinaunlad bilang hiwalay na sangay ng matematika. Sila rin ang may pinakamalakas na makahikayat sa pag-unlad ng Non-Euclidean Geometry. Ang kanilang tagumpay ay nagbukas ng pintuan sa mataas na uri ng matematika.

## Astronomiya

At Siya ang naglagay para sa iyo ng mga bituin upang ang inyong landas ay mapatnubayan nito sa mga kadiliman sa kalupaan at karagatan. Ipinaliwanag Naming mabuti ang mga tanda sa tao na may kaalaman." (Qur'an 6:97)
Kabilang sa mga Tagumpay na natamo ng Muslim ay ang pagkakatuklas ng hangganan ng araw ( ang kalagayan ng layo ng mundo sa pag-inog nito sa araw) Sila'y gumuhit ng isang katalogo ng mapa tungkol sa mga natatanaw na bituin at pinangalanan ito ng mga pangalang Arabiko, inilagay sa tama ang talaan ng araw at buwan at ang tumpak na haba ng taon.

## Kimika

Ang mga dalubhasang Muslim ay sinalungat ang alchemy at itinatag ang batayan ng makabagong kimika. Marami sa mga natuklasan na nagawa ng mga Kimikong Muslim ay naging bahagi ng ating makabagong daigdig ng kemikal. Sa katunayan, marami sa salitang Inglis ng kimika ay nagmula sa Arabic, ang mga salita ay katulad ng camphor, alcohol, elixir, alkali at syrup.

## Heograpiya

Samantalang ang Europa ay naniniwla na ang mundo ay patag, ang mga Muslim ay ginagamit ang globo upang pag-aralan ang heograpiya. Ang mga naisulat noong ika-12 siglo, Si Al-Idrisi na isang Muslim na dalubhasa sa heograpiya ay nagsabi: Ang daigdig ay bilog tulad sa isang globo at ang tubig ay kumakapit dito sa pamamagitan ng naturalisang pagkakapantay-pantay sa bigat ngunit hindi nanganganib na magbago.

## Inhinyehero

Ang mahalagang kontribusyon sa larangan ng inhinyehero ay nagawa ng mga Muslim na inhinyero. Si Al-Jazari ay sumulat ng isang aklat na nagpapaliwanag ng limapung mekanikal na kasangkapan na nasa anim na magkakaibang kategorya. Ang isa pang malaking nagawa ay " ang Aklat ng Matalinong Kasangkapan" na isinulat ni Banu Musa. Dito ay ipinapaliwanag ang kabuoang kasangkapan at kung papaano gagamitin ang mga iyon. Ang ilan sa mga nainbento ay kabilang ang mga sumusunod: ang balbula, panlutang na balbula, pangpigil sa pagpapabalik, ang makinang nagbabago-bago, kasangkapang nakakamangha, at ilawang nagpapatay-sindi sa kaniyang sarili.

## Kalakal / Salapi / Barya

Ang pangangalakal ay isang malaking ginampanan sa daigdig ng Muslim. Ang ilan sa mga historyador ay nag-ulat na umaabot hanggang 850 barko ng Muslim ay humimpil sa daungan ng Canton (Tsina) sa loob ng isang panahon. Ang mga barya ng Islam ay matatagpuan hanggang sa kalayuan ng Scandinavia. Isang ginintuang barya ng Anglo-Saxon ay dala-dala ang pangalan ng Haring si Offa Rex ng Mercia na sa kabilang bahagi nito ay ang pagpapahayag ng pananampalatay ng Muslim. Ang makabagong cheque ay mula sa Arabic na saqq, itoy isang pangako na pagbabayad sa mga kalakal sa panahon ng paghatid upang maiwasan ang pagdadala ng salapi sa paglalakbay dahilan mapanganib na lupang dadaanan.

# ANG HULING PANGARAL NI PROPETA MUHAMMAD



***Sabado, ika -7 ng Marso 632 CE***

***Ang Unang Karapatang Pantao na ipinahayag sa mundo, bago pa ang Magna Carta- Kalatas ng Karapatan at ang Kodigo ng Nagkakaisang Bansa***

"… O sankatauhan, at bilang pagtatangi nyo sa buwan na ito, at sa araw na ito, at sa lungsod na ito bilang banal, kaya nga igalang nyo ang buhay at ari-arian ng bawat Muslim bilang banal na pagtitiwala. Ibalik ang mga mabubuti na ipinagkatiwala sa inyo sa tunay na may-ari. Huwag manakit kaninuman upang sinuman ay huwag kayong pinsalain. Alalahanin ninyo na katiyakan kakatagpuin kayo ng inyong Panginoon, at katiyakan magsusulit tayo sa ating mga ginawa. Ipinagbabawal sa inyo ng Allah ang pagtanggap ng walang katarungang patubo, magkagayon ang lahat ng babayaran sa mga patubong ito ay dapat talikdan. Ang inyong puhunan, magkagayon man, ay dapat na bayaran. Huwag kayong mananakit o magparusa sa anumang di makatarungan.. Ang Allah ay nagpasiya na walang anuman patubo…

O sankatauhan, katotohanan na kayo ay may karapatan tungkol sa inyong mga kababaihan, datapwat silay may karapatan din sa inyo. Alalahanin na tinanggap nyo sila bilang mga asawa na nasa ilalim ng pangangalaga ng Allah at sa Kaniyang pahintulot. At kung silay sumunod sa inyong karapatan, magkagayon sila man ay may karapatan din sa inyong kabutihan upang pakainin at damitan. Pakisamahan ninyo ang inyong mga kababaihan na mabuti at maging mabait kayo sa kanila sapagkat sila ay inyong kasama at katuwang na mapagkakatiwalaan. Karapatan ninyo na sila ay hindi dapat magpapasok sinuman sa inyong tahanan na ayaw ninyo, at gayon din hindi dapat na maging marumi…

Ang lahat ng sankatauhan ay nagmula kina Adan at Eva, ang isang Arabo ay hindi higit kaysa sa hindi Arabo o kaya' ang isang hindi Arabo ay higit kaysa sa isang Arabo. Gayun din ang maputi ay hindi higit kaysa sa maitim o kaya'y ang maitim ay higit kaysa sa maputi maliban sa kabanalan at mabubuting gawa. Alamin ninyo na ang bawat Muslim ay kapatid ng bawat Muslim at ang mga Muslim ay binubuo ng isang kapatiran. Walang anuman karapatan ang isang Muslim sa pag-aari ng kasamang Muslim maliban ito ay ipinagkaloob na malaya at kusang-loob. Kung gayon, huwag gagawa ng hindi makatarungan …

O Sankatauhan, walang propeta o sugo na darating pagkatapos ko at walang bagong pananampalataya na lilitaw. Maging matalino sa katwiran, kaya nga, O sankatauhan, unawain ang mga salita na ipinahayag ko sa inyo. Iniwan ko ang dalawang bagay, ang Qur'an at ang aking halimbawa, ang Sunnah at kung sundin nyo ito kayo'y di maliligaw…

Ang lahat ng mga nakinig sa akin ay dapat na ipamamahagi ang mga salita sa iba at muli doon sa iba pa; at nawa ang huli na nakaunawa sa aking mga salita ay higit na mabuti kaysa sa nakarinig sa akin ngayon. Kayo'y maging saksi ko, O Allah, na aking ipinahayag ang iyong mensahe sa iyong mga nilikha. (Ang huling pangaral ng propeta Muhammad)

## ANG KASUNDUAN NI OMAR



Nang si Omar Ibn Al-Khattab (ang ikalawang Kalipa) ay pumasok sa Jerusalem bilang isang pinuno ng sandatahang lakas ng mga Muslim noong 638 CE, siya ay pumasok sa lungsod na nakayapak bilang pagpapahayag ng pagpapakumbaba; walang anumang dugo ang dumanak. Sa mga nais na umalis ay pinabayaan na dala ang lahat ng kanilang ari-arian at binigyan ng ligtas na daanan. Sa mga nais na manatili ay binigyan ng proteksiyon sa kanilang buhay, sa kanilang ari-arian, at ang kanilang bahay sambahan. Tinangihan ni Omar ang alok ng Patiarkang si Sophronius, pinuno ng magistrado sa napasukong lungsod, na manalangin ng isa sa limang pang araw-araw na panalangin sa simbahan ng Banal na Libingan. Hindi niya ito tinanggap na maaaring manyari sa mga susunod na taon na ang mga Muslim ay mangyari na gawin ito na isang Mosque para sa kaniyang ala-ala.

*Sa Ngalan ng Allah, Ang Higit na Maawain, ang Higit Na Mahabagin.*

*Ito ang pangako ng katiyakan para sa kapayapaan at proteksiyon na ipinagkakaloob ng Tagapaglingkod ng Allah; Ako si Omar, Kumandante ng mga Mananampalataya para sa mga naninirahan sa Ilia' (Jerusalem). Ipinagkakaloob ko ang katiyakan ng pangangalaga sa inyong buhay, ari-arian, mga simbahan at krus; para sa mga may karamdaman at malulusog at para sa lahat ng mamamayan ng relihiyon.*

*Ang inyong mga simbahan ay hindi sasakupin, wawasakin o kaya'y kukunin lahat ito o bahagi man. Ang inyong mga krus o ari-arian ay hindi ipagkakait sa inyo. Kayo ay hindi maaring pilitin sa inyong relihiyon o sinuman sa inyo ay dapat saktan…*

*Ang mga mamamayan ng Ilia ay magbabayad ng buwis na Jizia (buwis ng pamumuno na nasa ilalim ng pangangalaga sa pamamahala ng Muslim; ibinabayad para sa pagsasagawang kapakanan ng mga mamamayan at hindi nais na maglingkod sa sandatahang lakas) bilang naninirahan sa mga lungsod…"*

*Sinuman ang nais na umalis ay pagkakalooban ng kaligtasan para sa kaniyang buhay at ari-arian hanggang marating niya ang ligtas na kanlungan. Sinuman na nais manatili ay magagawa ninuman at may kaligtasan, dahil sa ganitong dahilan siya ay magbabayad na katulad ng ibinabayad ng mga mamayan ng Ilia'. Kung mangyayari na sinuman sa mga mamamayan ng Ilia ay nais na lumisan na dala-dala ang kanilang mga aria-arian kasama ang mga Romano at alisin ang kanilang mga simbahan at mga krus, silay pagkakalooban ng kaligtasan para sa kanilang buhay, ang mga simbahan at mga krus, hanggang sa dumating sila sa kanilang pook na kanlungan. Sinuman na nais manatili ay magagawa nila, at kung sinuman na bumalik sa kanilang tahanan sa kanilang kamag-anak ay magagawa nila. Walang anuman na kukunin sa kanila hanggang sa ang kanilang mga pananim ay maani na. Ang laman ng kasunduang ito ay ipinagkaloob ng Kasunduan ng Allah, ang katiyakan ng Kaniyang Sugo, ang mga Kalipa at Mananampalataya, kapag sila [mamamayan ng Ilia] ay magbabayad ng kanilang dapat bayaran [buwis na Jizia]."*

Ang mga Saksi ay ang mga sumusunod: Khalid Ibnul–Waleed, Abdur-Rahman Ibn 'Auf, Amr Ibnul-'Aas at Mu'awiya Ibn Abi –Sufian Ginawa at ipinatupad sa ika 15 taon AH